FILIPINO MAGAZINE PO NATIN !
PAG-USAPAN
ISSUE 24



PUBLISHED BY
KPCCCenter
Farwaniya, Block 1
Street 74 corner Street 72
Building 12
Phone (965) 24712574
Fax (965) 24712574 (102)
Hotline: 97802777
www.kpccenter.com
www.pagusapan.com



IPC



مؤسسة زخرف للدعاية والإعلان
Zukhruf Advertising Agency

# ANG KAWANGGAWA ZAKAT



*Ang Pag-usapan Po Natin! Filipino Magazine ay ang monthly publication ng KPCCenter. Ang Kuwait Philippine Cultural Center ay isang kalipunan, isang kongregasyon, at isang center kung saan nagtatagpo ang mga layunin para sa kaunlaran sa pamamagitan ng pakikipag-ugnayan sa mga Filipino sa Kuwait, ano man ang kanilang relihiyon, tribo, at kasarian. Ang layunin nito ay upang makapagtatag ng isang sentrong pangkultura at pang-edukasyon upang tangkilikin ang lahat ng maiinam na kultura at mga anyo ng edukasyon. Ang KPCCenter ay bumabatay sa mga katuruan, mga kahalagahan, at mga kaugaliang pang-Islam. Ito rin ay nakikipagkasundo, at lahat ng mga gawain nito ay sa pamamaraang tuwiran at katamtamang pakikitungo, na nag-aanyaya sa lahat ng mga relihiyon at mga sektor upang sama-samang makapagtatag ng bukas na mga talakayan tungkol sa lahat ng aspeto ng pamumuhay.*

*Ang mga nilalaman, pananaw at mga opinyong nailathala sa magazine na ito ay di kailangang kumatawan ng KPCCenter, kahit pa ito ay isinulat ng isang empleyado nito. Ang lahat ng pagsisikap ay ginagawa upang maiwasan ang pagkakamali sa mga impormasyong nilalalaman ng mga artikulo, ngunit, walang pananagutan kahitanumanangmaaaringipagpalagay sa magazine na ito o sa tagapaglathala nito, ang KPCCenter.*

*Para sa mga komento at mga katanungan, magpadala ng e-mail sa:*

pagusapan@gmail.com

# Editor's Note

*Ahmad Yusuf Abaya*

*Ang kasalukuyang kondisyon ng mga tao sa mundo ay halos hindi na mauunawaan. May mga mayamang bansa kung saan hindi na mabibilang ang kanilang mga Milyonaryo. Sa kabilang dako, may mga bansa kung saan marami ang namamatay sa gutom dahil sa kakulangan ng pagkain. Ang kasalukuyang sibilisasyon ay halos pitong libong taon na. Ang mga pagsisikap ng mga tao upang mapabuti ang kalidad ng buhay ay tangyag na tanyag hanggang sa kasalukuyan henerasyon. Lahat ng uri ng kaginhawaang pam-pisikal upang mapadali ang lahat ng mga gawain ay nagawa na. Ang Demokrasya ay tinatanggap bilang isang paraan ng pamumuhay ng karamihan sa buong mundo. Itinataas na ng tao ang kanyang katayuan sa buong sansinukob kung saan ang kanyang mundo ay isang maliit na maliit na batik lamang. Pagkatapos niyang marating ang Buwan (sang-ayon sa mga opisyal na mga ulat), siya ay nagpaplano upang masakop ang Mars. Ang kanyang mga posibilidad ay lumalabas na walang hanggan. Subalit sa kabila ng lahat ng mga nagawa, walang iisa, mahirap man o mayaman, ang nasisiyahan. Likas na sa mga mahihirap ng kahit anong bansa ang hindi nasisiyahan dahil sa kakulangan ng kakayahan upang matugunan ang kanilang pang araw-araw na mga pangangailangan. Habang ang mga Bilyonaryo ay humahantong sa miserableng buhay dahil sa sariling likha na mga problema. Ang mga mayayaman ay naging malilimutin sa mga pangangailangan ng mga mahihirap sa lipunan. Ang porsyento ng mga walang-wala ay palaging dumadami. Ang mga mayayaman ay nakikita ang mga paghihirap sa kanilang paligid, ngunit ang kanilang artipisyal na mga pangangailangan ay labis na labis at mahirap tanggihan, at walang mahanap ng anumang ekstrang pondo upang mabago ang sitwasyon ng mga kapus-palat at mga mahihirap.*



*Sa internasyunal na antas, mayroong matinding hidwaan ang nangyari sa maraming mga bansa. Ang pakikiramay ng mayayamang mga bansa sa mahihirap na mga bansa ay hanggang salita lamang. Ang Aid na ibinibigay sa mga bansang mahihirap ay sa katunayan isang pautang na may mabigat na interes. Ang mga pautang na ito ay karamihan sa anyo ng mga kagamitang pang-militar at naka-presyo ng ubod ng taas at mayroong matataas na interes na mahirap mabayaran. Ganoon din ang kaso sa mga indibidwal. Ang kalagayan ng isang taong may utang ay bihira nang tinitingnan na mayroong habag. Ang bawat tao ay asta sa kanyang sariling Karapatan, ngunit ang bawat isa ay isinasaalang-alang ang kanyang obligasyon upang matulungan ang mga mahihirap. Ang ekonomiya sa pangkalahatan ay naging makunat na. Nawawala na rin ang espiritu ng kawanggawa. Kung mayroong intelihenteng mga nilikha mula sa kalawakan ang paparito sa ating mundo at mapansin ang mga ginagawa sa isa't-isa, sila marahil ay hindi maniniwala sa kanilang makita.*

# MOTIBO NG PAGBIBIGAY

*Ang pagbibigay ay napakahalaga sa halos lahat ng relihiyon sa mundo. Kabilang dito ang pagbibigay ng kawanggawa, o pagbibigay ng materyal na tulong sa mga taong nangangailangan. Kabilang na rin dito ang pagbibigay ng espirituwal na patnubay sa mga taong naghahanap nito, at mapagmahal na kagandahang-loob sa lahat ng mga nangangailangan nito. Gayunman, ang layunin ng pagbibigay ay mahalaga kung ihahambing sa ibinigay.*

*Kabilang sa mga motibo sa pagbibigay ng kawanggawa ay maaaring napahiya at napilitan lamang; nagbibigay upang makatanggap ng isang pabor; nagbibigay upang makaramdam ng kagandahang loob para sa sarili. Ang mga ito ay hindi kanaisnais na mga motibo. Tayo ay nagbibigay sa iba, at nagbibigay tayo nang walang pag-aasam ng gantimpala.Nagbibigay tayo ng walang nakakabit sa alinman sa mga regalo o sa kung sino ang tatanggap. Tayo ay nagbibigay upang palayain ang kasakiman at pagkamakasarili. Walang nagbibigay ng walang pagtanggap. Sa isang kahulugan, ang pagbibigay at pagtanggap ay iisa. Ang pagtanggap at pagbibigay ay parehong mabuti, ngunit mas higit ang kagalakan sa magbigay kay sa tumanggap. (uaya)*

# ANG KAWANGGAWA
# ZAKAT



Isa sa mga tungkulin ng Muslim ay ang pagbabayad ng Zakat sa mga karapatdapat na makatanggap nito. Ito ay isa sa mga karapatan ng Allah na ipinatutupad sa mga Muslim bilang tulong na dapat ipamahagi sa kanilang mga kapatid na nangangailangan upang sila ay makaiwas sa kahihiyan ng paghingi o pagpapalimos at sa gayon, kanilang mapanatili ang kanilang marangal na pamumuhay. Ang Qur'an 98:5 ay nagsabi: "At sila ay hindi napag-utusan maliban na sila ay sumamba sa Allah, maging matapat sa pananampalataya sa Kanya, maging matuwid at magsagawa ng Salaah, at magbigay ng Zakat, ito ang tunay na pananampalataya."

Sa literal na kahulugan, ang Zakat ay paglago at kalinisan ngunit sa Islamikong pananaw, ang Zakat ay nagsasaad ng isang uri ng kawanggawa na kailangang bayaran batay sa itinakdang halaga ng kayamanan. Ito ay tinatawag na Zakat sapagkat ang pagpapala sa mga natitirang kayamanan ay dinaragdagan ng Allah kahit na ang aktual na halaga ng kayamanan ay nababawasan.

Ang Zakat ay isang pamamaraan ng pagsamba na ang pangunahing layunin ay ang pagpapaunlad ng ispirituwal na pamumuhay ng isang taong maka-Diyos. Ang kawanggawa na ibinibigay ng mga mayayaman ay nakatutulong upang ang kanilang mga puso ay mailalayo sa pagiging gahaman, ganid, maramot at upang sila ay hindi mabulid sa pagmamahal sa panandalian at makamundong bagay. Ang Zakat ay nagtuturo rin upang masanay ang tao sa pagbibigay sa kapwa. Ang mga mahihirap naman ay ginagawang dalisay ang kanilang mga kaluluwa mula sa poot at panibugho na maaaring maramdaman nila laban sa mga mayayaman. Dahil sa Zakat, nakikita ng mga mahihirap ang paglingap na ginawa ng mga mayayaman sa kanila at nadarama nila na isinasakatuparan nila ang ipinag-uutos ng Diyos sa pamamagitan ng patuloy na pagmamalasakit at magandang pakikitungo sa kanila, at magkakaroon sila ng magandang kaisipan at mawawala sa kanilang puso ang inggit at selos. (uaya)

## ANONG MERON SA BUWAN NG

# HULYO

ARAW NG DABAW ang Hulyo 1, at ito ay regular na pampublikong holiday para sa Davao del Norte, Davao del Sur at Davao Oriental. Ito ang araw kung saan pinaparangalan ang ala-ala sa paglikha ng tatlong probinsya ng Davao mula sa noon ay Davao Province, ngayon ay Davao Region.

Ang Hulyo 2 ay Pasig Foundation Day, o ARAW NG PASIG, isang special non-working public holiday sa buong Pasig City.

Noong Hulyo 3, 1571, nangyari ang LABANAN SA BANGKUSAY, sa pagitan ng mga Pilipinong taga-hilagang bahagi ng Ilog Pasig, na pinangungunahan ni Martin De Goiti. Nasunog ang kalakhang Maynila. Dahil sa labanan ay marami sa mga tauhan ni Soliman ang namatay. Nakatakas si Soliman sa labanan at sa kanyang pagsuko, siya ay bininyagan at pinangalanang Agustin de Legaspi. Muli siyang sumama sa pag-aaklas noong 1587 at 1588. Siya ay muling nahuli at hinatulan ng kamatayan.

Ang LA LIGA FILIPINA ay itinatag ni Jose Rizal noong Hulyo 3, 1892 sa Tondo, Manila. Pinaniniwalaang huling pag-asa ang propaganda. Ang mga opisyal ay sina Ambrocio Salvador (president), Agustin Dela Rosa (piskal), Bonifacio Arevalo (pananalapi), at Deodato Arellano (kalihim). Natigil ang samahan nang arestuhin si Rizal at ipatapon sa Dapitan. Hinirang na kalihim si Apolinario Mabini, ngunit pinili niyang ituon ang kanyang panahon sa "La Solidaridad."

Noong Hulyo 7, 1892 itinatag ang KATIPUNAN. Ito ay pinangunahan nina Andres Bonifacio, Valentin Diaz, Teodoro Plata, Ladislao Diwa at Deodato Arellano. Ang samahang ito ang nagsimula ng rebolusyon pagkalipas ng apat na taon.

Ang WORLD POPULATION DAY ay ipinagdiriwang taun-taon sa buong mundo tuwing ika-11 ng Hulyo upang pahalagahan ang pagpaplano ng pamilya sa buhay ng mga kababaihan at ng komunidad. Binibigyang kahalagahan ng naturang pagdiriwang ang mga kasapi ng pamilya, lalo na ang kababaihan. Isa sa patuloy na kinakampanya ng pagdiriwang ay ang pagpapababa sa kaso ng mga namamatay na kababaihan matapos magsilang. Nais din nito na balansehin ang populasyon at ang likas na yaman upang mapabuti ang kalusugan at kagalingan ng lahat ng tao sa mundo. Dagdag pa rito, hinihikayat din ang lahat ng mag-asawa na magplano sa ikauunlad ng pamilya at ng kanilang magiging mga anak. Ayon sa United States Census Bureau, ang populasyon ng mundo hanggang Mayo ng taong 2009 ay umaabot na sa 6.79 bilyon. Ang populasyon ng mundo ay patuloy na lumalaki simula noong 1400 nang tamaan ang mundo ng salot na tinawag na Black Death. May ilan ding natalang pagbaba ng populasyon ng mundo, katulad noong 1700 kung kailan may dumating din na salot. Ang pinakamabilis na pagtaas ng populasyon ay naitala noong 1950 hanggang 1970s. Ayon sa tantiya ng mga dalubhasa, ang populasyon ng mundo ay patuloy na lalaki hanggang 2050. Ang dami ng ipinapanganak mula 2000 ay umaabot sa 137 milyon kada taon, ilang milyon na mababa kaysa noong 19901999- kung kailan nasa 163 milyon ang ipinapanganak kada taon. Gayunpaman, 56 milyon lamang ang namamatay. Dahil dito patuloy na lalaki pa ang populasyon ng mundo, at ito ay tinatayang aabot ng 9 bilyon sa taong 2040.

Ang NATIONAL CHILDREN'S BOOK DAY (NCBD) ay ang taunang pagdiriwang na ginaganap kada ikatlong linggo ng Martes ng Hulyo bilang paggunita sa kathang pambata ni Jose Rizal na nailimbag noong Hulyo ng taong 1889 sa Trubner's Oriental Record sa London, Inglatera na pinamagatang "Ang Unggoy at ang Pagong" (The Monkey and the Turtle). Bago naging isang pambansang pagdiriwang, ito ay isang proyekto lamang ng Philippine Board on Books for Young People (PBBY). Ito ay unang ginanap noong 1984 na may temang "Book and Sharing" kung saan nakasentro ang programa sa pangangalaga ng kaisipang pambata. Itinataguyod ng NCBD ang paglago ng literaturang pambata at iminumulat sa mga bata ang kabutihan at kasiyahan na maidudulot ng pagbabasa habang bata pa lamang. Sinusubukan nitong itanim sa kaisipan ng mga bata na ang mga libro ay parang kaibigan na siyang tutulong sa kanila sa pag-abot ng kanilang mga pangarap. Bahagi ng paggunita ang pagbibigay parangal sa mga taong naging instrumento ng layunin ng PBBY. Ilan sa mga parangal ay ang PBBY Lifetime Achievement Award, PBBY Salanga Prize, at PBBY Alcala Prize.

ARAW NI APOLINARIO MABINI, ang Hulyo 23. Special working holiday sa Tanauan, Batangas.

Ang BUWAN NG NUTRISYON ay ginaganap tuwing buwan ng Hulyo taon-taon upang bigyang atensiyon ng publiko ang kanilang nutrisyon na may gabay sa tema. Ang pagdiriwang ng buwan ng Nutrisyon ay inatas noong Hunyo 25, 1974 sa ilalim ng Seksiyon 7 ng Presidential Decree No. 491 o siyang mas kilala bilang Nutrition Act of the Philippines. Ayon sa batas na ito, ang buwan ng Hulyo ay itinalagang Buwan ng Nutrisyon nang sa gayun ay mabigyan ng kamalayan ang bawat Pilipino sa kahalagahan ng nutrisyon.

Ang Hulyo 27 ay ARAW NG IGLESIA NI CRISTO. Sa pagsunod sa Republic Act No 9645, isinasabatas noong Hunyo 12, 2009, at itinalaga bilang isang special national working holiday simula noong 2009 sa pagkilala ng founding anniversary ng Iglesia ni Cristo (INC) sa Pilipinas.

(uaya)

Maki-ALAM!

# AKO DITO, DOON SIYA

Part 1

Ni Joshua Yusuf Barbas



*Maaaring madali sa iilan na makuha ang ibig ipahiwatig ng ating napiling titulo sa buwan na ito at sa iba naman ay maaaring makapukaw ito ng atensyon sa sandali na kanila itong mabasa at makuhaan ng munting diwa sa kwento, ng pagiging malayo sa ating mga mahal sa buhay, sa distansyang pinaglayo ng panahon at tadhana dahil sa kapalaran ng buhay na pagiging mahirap. Para punan at hanapan ng bago at ibang yugto ng buhay na mai-ahon sa mga paghihikahos at umaasa sa ating munting pag-aasam na may maibabahaging saya at suporta sa kanilang naghihintay ng mga tulong sa atin. Buhay OFW (Overseas Filipino Workers) na nag-so-solo o nag-iisa dito na malayo sa mga kapamilya na doon nasa malayong silangan ng bansang Pilipinas.*

*Sa tinagal-tagal na rin ng ating makipagsalimuha sa mga Kababayan sa Kuwait, para ating kuhaan ng mga salaysayin at ilang mga kuro-kuro sa bawat usapin na ating mahingian ng mga kasagutan at munting kaalaman. Ang ilan sa ating nalikom at ginawang artikulo sa mga buwanang nilathala at isasagawa pa. Ay maaaring ang iilan dito ay 'di aakma sa mga iilang nakababasa at maaring punahin ng ilang 'di masakyan o makuha ang diwa na ipinahayag ng ating kabuuang lathalain at ipinapahiwatig na usapin. Ngunit sa kabila pa rin ng lahat ng mga iyon, maraming salamat sa lahat ng ating mga nalilikom na puna at reaksyon mula sa mga masusugid nating mga mambabasa na tumatangkilik sa atin. Makaka-asa po kayo mga giliw naming mga mambabasa sa Kuwait o saan mang panig umaabot ito, na mas lalu pa naming pagagandahin ang buwanang-paglilimbag ng magazine natin. Sa mga feedbacks, salamat po sa inyo! Ang mga ito ay nagiging basehan namin para lalu pang pag-iigihin namin, mapalawak ng husto at paghuhusayan ang ating munting artikulo para maihahatid naman lalu na sa mga magigiting at huwarang mga OFW dito sa Kuwait. Muli ang aming pagbati at pugay sa inyong lahat.*

*Sa ating napiling usapin sa ngayon buwan ng Hunyo, ay talagang medyo may kurot sa ating mga puso na kung tutuusin ay talaga namang maaaring mag-iwan na muling maala-ala lamang ang kondisyon ng buhay na mag-isa, malungkot at makaka-miss sa mga personalidad ng bawa't isa o ang mga mahal sa buhay ika 'nga. Sa mga kamag-anak at kapamilya na talaga namang makaka-intig damdamin na pukawin ang emosyon sa mga sandaling naging malayo sa kanila, dahil na rin sa sakripisyo 'nga natin dito sa abroad. Isa-isahin po natin ang kanilang mga salaysayin.*

*Una sa ating napili ay kwento ni Sis May, balik-Kuwait matapos magbakasyon na noong mga ilang buwan sana'y gusto nang 'di na lamang bumalik dito, although may iqamah o visa pa naman kaya 50-50 (fifty-fifty o 'di sure) sa plano, dahil kung may chance, doon na lang magtigil sa atin (sa 'Pinas) at 'di na babalik sa mainit na lugar na ito. Pero tadhana talaga ang nagtutulak para mapunan ang 'di makayang mga obligasyong gastusin sa atin at ilan ding nakapundong utang dito, kaya naman ito bubunuin na naman ang dalawang taong pag-susumikap ng Kabayang tubong-Bulacan, para sa mga umaasa doon sa atin, sa isang anak na lalaki at asawang nagsisikap din naman sa ilang mga trabaho 'di n'ya rin kayang iwanan doon sa atin, para sana'y magkasama na lang dito sa abroad. Pero siya ang naka-tuka at nag-aaruga sa elementaryang anak nila, ayaw din kasi ng anak nila na parehas wala doon ang mga magulang niya. Kaya 'nga malungkot kung iisipin na mawalay at mapalayo sa kanila. Ang kanya nalang tugon sa ngayon, walang option o way para magdalamhati na lamang lagi, dapat ay practical at matatag na tanggapin, na kinakailanagan para mabuhay ng maayos at balang araw ay makamit ang tinutukang maipundar na lupa at tahanan sa atin, dahil talagang ito ang focus n'ya para maalis ang lungkot kapalit ng pagtitiis at pangungulila sa kasalukuyan.*

*Pangalawa naman sa ating pinili ay kwento ni Ate Maria, 62 taong gulang na beteranong kasambahay sa loob ng 20 years na dito,*



siya ay tubong-Davao, na naninilbihan sa bahay ng mga Kuwaiti sa Shamiyah. Para sa kanya 'di pa rin niya binabalak ang umuwi o tuluyang tapusin na ang yugto ng buhay abroad, para sa kanya tuloy pa rin ang paninilbihan bilang katulong, na talagang mas masaya siya sa ganitong kalagayan, at para mas lalu pa n'ya matutulungan ang mga apo naman sa ngayon. Noon ay sa layuning itaguyod lamang ang mga anak para maka-pag-aral ay okey na, ngunit ngayon pati ang mga apo ay gustong suportahan na rin ang pang-pinansyal na usapin, dahil katotohanang 'di kinakaya sa kasalukuyang pamumuhay sa atin ang tustusan ng kanilang mga magulang ang pang-matrikula at ng mga pangunahing bayarin sa eskwelahan, dahil sa kakarampot na sinasahod nila doon ay 'di talaga kakasya ang pera para sa mga pangangailangan. Kaya laging sinasabi sa sarili kung uuwi doon sa atin, marahil at baka madali lang siyang magkasakit at matuluyan na, kaya para sa kanya hanggang may ugat na kumikilos (kaya pa ng katawan) ay handa pa rin s'yang manilbihan. Hanep! Ang kabayan nating ito.

Pangatlo sa bida natin ay ang dating maluho at maluko sa babae. Ang ka'bayan nating si Mr. Land, taga-Farwaniyah, kahit sino liniligawan kaya sa tagal ng 6 na taon walang naipon, ang laging naiipon listahan ng contact ng mga uutangan at siyempre listahan din ng mga kautangan na inaming lagi lamang natututukan ay ang interest o tubo nito at 'di capital, laging banggit sa 'Pinas sa asawa ay late ang sahod namin, kaya ito delay ang padala at maliit lang. Pero ang totoo nabaon sa mga bayarin dito at dala din ng pagkagumon sa iba't ibang mga bawal na bisyo. Noon, ito ang eksena, iba na ngayon. Going straight na, ang kapatid nating ito na Manila boy at may 3 anak kapwa na rin estudyante doon, laging naiisip na sayang daw ang mga panahon na inaksaya n'ya sa mga luho at bisyo noon na kung ito sana ay nagsimula sa tamang pagpupundar, siguro ngayon iba na ang katayuan, kasalukuyan sa ngayon ay may tumatakbo nang maliit na negosyong tindahan at patahian ng mga pang-eskwelang damit at pang-opisina sa Pasay City, kaya lalu din nagkaroon ng time si Misis n'ya sa mas magandang pagkaka-abalahan at siyempre okey ang kinikita dahil nag-paplano na silang mag-asawa, na 1 taon na lamang si Mister dito, ay p'wede na siyang umuwi ng tuluyan at mag-manage na lamang ng kanilang munting negosyo. Dahil dapat din namang tutukan ni Ka'bayan dito ang bayarin sa mga utang na kanyang panimula na puhunan sa mga nabanggit na negosyo. Isa lang ito sa mga halimbawa na dapat may goal at focus na magsimula sa tamang hakbang sa buhay para rin naman sa pangarap na 'di na manatili pa dito ng matagal na panahon. Hamon ni Kapatid sa ating mga kababayan dito sa abroad kung gusto mong umunlad ang buhay, unahin mong paunlarin ang sarili ilayo sa mga negatibong element, lumayo sa mga bad influence, maging mapanuri sa mga luho, bisyo at iba pa sa buhay para maayos at 'di mauwi sa malas na sitwasyon. Oo tunay na tayo ay tao lamang na madalas natutukso at nagkakamali. Pero tandaan, sa huli lagi ang pagsisisi. Paano kung 'di ka na abutin pa ng mahabang buhay, paano na silang mga anak at pamilya mo? Tandaan una sa lahat na 'wag ilayo ang sarili sa pananampalataya para maging katuwang o kasa-kasama ito, para mailayo ka sa kapahamakan at kasalanan.

Ito umabot na tayo sa konklusyon, mahirap mangulila, mahirap maging mag-isa sa lahat tulad halimbawa ng mga gawaing dapat isagawa sa sarili, pagkain, labahin, plantsahin at anuman. Pagmamahal, karamay, pag may-sakit, may problema at anumang pagkakataon. Talagang makulay ang buhay, ano-anumang mga sitwasyong umiikot at nagaganap sa buhay natin lalu na sa bansang ito o sa iba ding panig ng mundo na may mga Pilipino o iba mang lahi, talagang may makikita tayong mali at tamang aral sa bawat buhay. Sa napili nating usapin mahirap talagang maging solo dito sa abroad. Ang aking masasabi lang ay kunin ang mabubuting makukuha, at alisin o 'wag sundan ang mga bagay na mali lalu na sa simula dahil magiging mali din sa kahulihan. Isa lamang ang buhay natin kaya dapat pahalagahan, at sana gumising na tayo sa ating sarili sa mahabang panahong tayo ay nagkakasala, nawa'y isaisip na iwaksi na ito. Maraming salamat sa ating mga kapatid na nagbahagi ng kani-kanilang kwento. Sa susunod naman sa ating ibabahagi ay silang – Mga Solong naka-survive! Papaano nila nakaya ang mga pagkakataon at mga sitwasyon, hihingiin natin ang kani-kanilang mga sagot, abangan po natin.

Hanggang sa muli! Masalam.

TRIVIA:
Sa Kuwait ay pinakasikat ang larong Soccer, at sinusundan ng tennis, athletics at martial arts. Ang mga tradisyonal na laro naman nila ay ang Falconry (pag-aalaga at pagpapalipad ng Falcon) at Horse racing. Libangan at laro din dito ang swimming, scuba diving, surfing at yachting.

Sa Pilipinas naman ay pinakasikat ang larong Basketball at Boxing. Ngunit ang ating pambansang laro naman ay ang Sipa. Libangan din ang billiards, chess, bowling, volleyball, badminton, karera ng kabayo at sabong.
Sources: www.wikipedia.org & www.worldinfozone.com

# PAG-ARALAN ANG ARABIK

Ni Usta. Halima Mantawil, Asst. Executive Director, Women Section, KPCCenter

## Lesson 14

| *Ang kahulugan sa Tagalog* | *Pagsasaling titik* | *Magkakasama na titik ng salitang Arabik* | *Magkakahiwalay na mga titik ng salitang Arabik* |
|---|---|---|---|
| *sa biyaya ang Sumainyo Ramadhan* | *shahr alaykumus Mubarak* | مُبارَك عَليكم الشهر | مُ بَ ا رَ ك عَ لَ ي كُ ال شَ هـ ر |
| *ng buwan na Marangal Ramadhan* | *kareem Ramadhan* | رمضان كريم | رَمِ ضِ ا ن كِ رِ ي مٌ |
| *Allah Ni tanggapin y'Nawa pagkamasunurin inyong ang* | *taatakum Taqabbalahu* | تقبل الله طاعتكم | تَ قَ بَ لَ ال هـ م طَ ا عَ تَ كُ م |
| *mga ang inyo sa Gayundin gawa mabuting* | *salihal minkum wa Minna maal'a* | منّا ومنكم صالح الأعمال | مِ نَّ ا و مِ ن ك م صَ ا لِ ح ال أَ ع م ا ل |
| *ang inyo sa ibalik y'Nawa .ito kapistahang* | *awadih min Asaakum* | عساكم من عواده | عَ سَ ا كُ م مِ ن عَ وَ ا دِهِ |

Mga Katinig
Harakat
Fathah = "a"
halimbawa بَ = Ba
Kasrah= "I"
halimbawa بِ = Bi
Dammah "u"
halimbawa بُ = Bu

Ang Alpabetong Arabik

| | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| *Raa* ر | *Dhaal* ذ | *Daal* د | *Khaa* خ | *Haa* ح | *Jeem* ج | *Thaa* ث | *Taa* ت | *Baa* ب | *Alif* أ |
| *Faa* ف | *Ghaieen* غ | *Aieen* ع | *Zaa* ظ | *Taa* ط | *Daad* ض | *Saad* ص | *Sheen* ش | *Seen* س | *Zaa* ز |
| | *Yaa* ى | *Yaa* ي | *Haa* هـ | *Waaw* و | *Noon* ن | *Meem* م | *Laam* ل | *Kaaf* ك | *Qaaf* ق |

Para sa mga Filipinong nais mag-aral ng Arabik na LIBRE, tumawag lamang sa ating KPCCenter, 24712574 extention 111 sa mga babae, at extention 102 sa mga lalaki.




*Mga sagot ni Skh. Abdulhadie Gumander na itinala ni Bro. Abdullah Tabing*

# Tanong At Sagot

## PANGHIHINGI NG LIMOS



*Tanong: Balik-Islam po ako. Nais ko pong itanong kung ano ang pananaw ng Islam sa mga taong nanghihingi ng limos o tulong na madalas makita sa mga moske, sa mga mall, sa labas ng mga bangko at sa iba pang lugar dito sa Kuwait, na kung sila ba ay maaari nating bigyan. Alam ko na sa batas ng Kuwait ay bawal ang panglilimos sa publiko dahil may itinalagang tanggapan para sa mahihirap, ang Baitul Zakah, at dito pweding humingi ng tulong at dito rin sa tanggapang ito ibinibigay ng sinumang gustong magbigay ng tulong para sa mahihirap.*

*Sagot: Bismillah, Walhamdulillahi, Wassalato Wassalamo Ala Rasulillah, Waala Alihi Wasahbihi Waba'd. Kapatid na Balik- Islam, ang pagtatag ng Zakah House (Baitul Zakah) o tangapan na para sa pag-iipon ng Zakah o mga tulong ay isa samga obligasyon ng gobyerno para matugunan ang pangangailangan ng komunidad. Higit sa lahat ay maging maayos ang pamamahagi ng Zakah para sa walong klase ng mga taong nararapat mabigyan ng Zakah, para rin ito sa ikabubuti ng komunidad at mapaangat din ang pagsisikap at pangangalaga ng pagbibigay ng Zakah, na bilang obligasyon ng mga Muslim at ikatlong haligi ng Islam. Higit na mainam kung ang lahat ng mga Muslim na nararapat sa kanila ang pagbibigay ng Zakah mula sa kanilang mga salapi at mga ari-arian o anumang klase ng Zakah, ay magbibigay sa kinauukulan o sa isang sangay ng gobyerno na nauukol sa Zakah katulad ng Baitul Zakah sa estado ng Kuwait. Subalit hindi rin naman masama kung ang mga Zakah na ito at anumang klaseng kawanggawa o tulong ay ibigay ng derekta sa mga taong ngangailangan o sa mga mahihirap na katulad ng mga taong nabanggit mo, na madalas na makita sa mga moske, sa mga mall, sa mga labas ng bangko at sa iba pang lugar. Subalit lagi mong alalahanin na ang mga binibigyan mo ng Zakah ay nabibilang sa walong klase ng mga taong nararapat na tumanggap ng Zakah, at ito ay ang mga sumusod;*

*1. Ang maralita(faqir), na ang hindi makatugon sa kahit man lamang sa pangangailangan niya.*
*2. Ang dukha (miskin), na ang may kakayahang tumugon sa higit sa kalahati sa pangangailangan niya, ngunit hindi niya kayang tugunan nang lubusan ang pangangailangan.*
*3. Ang mga naglilingkod sa pagtitipon ng Zakah, na ang mga tao na binigyan ng pamahalaang Muslim ng kapangyarihang mangalap ng Zakah mula sa mga kailangang magbigay nito.*
*4. Ang mga mapaglubag-loob ang mga puso sa Islam, na ang mga hinahangad na pumasok sa Islam o tumigil na sa pamiminsala sa mga Muslim. Kabilang din dito ang mga Balik-Islam o ang mga taong naakit ang puso sa Islam.*
*5. Ang pagpapalaya ng alipin,na ang pagbili sa kalayaan nito sa pamamagitan ng Zakah at pati na ng kalayaan ng mga Muslim na binibihag ng kaaway.*
*6. Ang mga nagkakautang, na ang bibigyan ng Zakah upang ipambayad sa utang nila. Kailangan ang tatanggap nito ay isang mahirap, hindi mayamang may kakayahan na magbayad at hindi taong nagkautang dahil sa paggawa ng kasalanan.*
*7. Ang sumasailalim sa landas ng Allah, na ang tumutukoy sa mga Mujahidin o mga Du'aat na nagkukusangloob at hindi tumatanggap ng sweldo. Tatanggap sila ng Zakah para sa sarili nila at para ipanggugugol sa pagbili ng mga pangangailangan nila. Kasama rin ang nag-aaral sa Islam, bibigyan siya ng Zakah na sasapat sa kanyang pag-aaral.*
*8. Ang manlalakbay, na ang isang taong kinapos ng panggastos habang naglalakbay at walang maipanggugol para sa pagbalik sa bayan niya.*

*Tungkol naman sa nakikita mong mga taong madalas sa moske, o iba pang lugar na nanglilimos o nagpapakita ng kahirapan ay hindi dapat kutyain at paghinalaan kung sila ay makatotohanan o kaya ay nagkukunwari lamang . Ang mga may kaya o may kagandahang loob na kusang magbigay sa kanila ng anumang klaseng tulong ay tatanggapin ng Allah ayon sa kanilang mga layunin na kahit paman ang kanilang nabibigyan ay ang mga taong hindi nararapat na bigyan. Tungkol naman sa ipinagbabawal sa Kuwait ang paglilimos o paghingi ng tulong sa publiko o ano pamang ginagawa na laban sa kanila, ito ay kabilang lamang sa paraan o pag-aayos ng sistema higit sa lahat na bumabagay sa seguridad ng pananalapi na sumasangayon sa nakikita ng namumuno na mas ikabubuti ng karamihan o kumunidad. Ang Islam kailanman ay hindi niya ipinagbabawal sa mga taong nangangailangan ang panghihingi ng tulong o kaya lumapit sa mga maykaya o may kapangyarihan. Sinabi ng Allah: (At huwag mong itaboy ang humihingi. At ipagbunyi mo ang Biyaya na ipinagkaloob ng iyong Panginoon). Sinabi ni Ali (Kalugdan siya ng Allah): Kung ang lahat ng mayaman ay magbibigay ng kawanggawa (Zakah) walang matitirang mahirap.*

*Ang Allah lamang ang higit na nakakaalam.*

*Para sa nais magtanong, mag-email sa: joselitotabing@gmail.com*



MINDANAO: TUKLASIN NATIN
Ni Ust. Abubaidah Salud Satol
Translator/News Editor
Ministry of Information
Kuwait

# ANG KASAYSAYAN SA PANAHON NG KASTILA

*Nang lumapag si Magellan sa Pulo ng Limasawa noong ika-16 ng Marso 1521, ang Pilipinas ay isa ng Bansa ng mga Muslim sa kadahilanang ang karamihan ng populasyon ay mga Muslim na.*

*Pinatutunayan din sa kasaysayan na noong dumating si Legaspi (ang pumalit kay Magellan na napatay ni Lapu-Lapu), ang kaharian ng mga Muslim ay naitatag na sa Batangas, Pampanga, Mindoro, Panay, Catanduanes, Cebu, Bohol, Samar, Manila, Palawan, na hindi pa kasali ang solidong mga Pulo ng Mindanao.*

*Noong ika-13 ng Hunyo 1571, ang mga Kastila ang nagpasimula ng mainit na digmaan laban sa mga Muslim ng Maynila na pinamumunuan ng huling haring Muslim na si Rajah Soliman (ang pinuno ng mga Sultan sa Luzon).*

*Ipinagtanggol ni Rajah Soliman ang kanyang kaharian ng buong tatag hanggang sa kahuli-hulihang hibla ng kanyang buhay na nangyari sa Bangkusay, (sa dalampasigan ng Tondo). Sa pagkatalo ni Soliman, ang mga Kastila ay nagdulot ng lagim sa Pulo ng Luzon. Pinatay nila ang mga lalaki at babae, matanda at bata.*

*Ang mga Muslim sa karatig bayan ay nagtanggol sa kanilang mga sarili hanggang sa kanilang huling hininga. Itak at palaso laban sa baril at kanyon.*

*Itinatag ng mga Kastila bilang pangunahing lugar ang Manila, at nagplano sila na lusubin ang Visayas. Sa maikling sandali, nalupig nila ang Visayas. Ang mga Muslim na hindi namatay sa digmaan ay napilitang talikdan ang kanilang relihiyon at tanggapin ang Kristiyanismo.*

*Pero ang mga matatapang at bayani ay mas nilubos pa nilang mamatay kaysa sumira sa ALLAH (Subhanahu Wa Taala). Ang mga katutubo na mahihina ang pananampalataya sa kanilang dating relihiyon ay tinangap ang relihiyon ng mga Kastila.*

*Hindi huminto ang mga Kastila sa pagsakop sa Luzon at Visayas. Di pa sila nakontento, pinangarap pa nilang masakop ang mayamang lupain ng Mindanao. Pero ang iba›t-ibang mga tribu ng mga Muslim ay lumaban at pinigil ang pag-usbong ng pangarap ng mga Kastila. At doon nagsimula ang naging tanyag na digmaan ng mga Muslim at Kastila.*







# Ramadan: Buwan na Pinagpala



*Ang Ramadan ay isang kaganapang pang-relihiyon ng mga Muslim na nagaganap tuwing ika-siyam na buwan sa kalendryong Islam o Hijra Calendar. Ramadan din ang tawag sa buwan na yaon, kung saan naihayag ang Quran, ang Banal na Aklat ng mga Muslim. Ito ang panahon ng pag-aayuno kung saan iniiwasan ang pagkain at pag-inom ng tubig, paninigarilyo, at pakikipagtalik mula pagsikat ng araw hanggang paglubog nito.*

*Para sa mga Muslim, ang buwan na ito ay isang pinagpalang buwan, ang dakilang panahon. Sinasalubong ang dakilang buwan na ito sa pamamagitan ng makatotohanang pagsisisi at ang pag-uunahan sa pagtaguyod ng mga mabubuting gawa. Ito ang buwan ng maraming pagdarasal lalo na sa gabi, buwan ng mga biyaya at kabutihan, pagpapatawad at kaligtasan, buwan ng pagkakawanggawa at pagpapadalisay ng pagsamba sa Diyos. Sa buwan na ito napupukaw sa kabutihan ang damdamin ng isang mananampalataya, at nababawasan ang pagtatangka sa kasamaan.Ito ay buwan ng pagbubukas ng mga pinto ng paraiso, at pagpipinid ng mga pinto ng impiyerno.*

*Nagtatapos ang Ramadan sa Eid ul-Fitr. Ito ay araw ng kagalakan at kasiyahan, ang tunay na Araw ng Pasasalamat para sa mga mananampalataya. Sa araw ng Eid ul-Fitr ipinapakita ng mga Muslim ang kanilang tunay na kagalakan at pasasalamat sa Allah sa kalusugan, lakas at pagkakataong magampanan nila ng husto ang obligasyon sa pag-aayuno at iba pang mga mabubuting gawain sa loob ng buwan ng Ramadan.* (uaya)





# Ang Ramadan Sa Kuwait

*Tatak Kuwaiti ang walang sawang pamamasyal, mag-isa man o kasama ang kanilang pamilya. Sa buwan ng Ramadan, lalong dumadalas ang pagtitipun-tipon ng pamilya sa gabi. Nag-uugnayan sa isat-isa ang mga pamilya sa pamamagitan ng pagbibisatahan. Isinasagawa ng mag-asawang Kuwaiti ang pagbibisita sa mga miyembro ng pamilya ng bawat panig, kasama ang kanilang mga anak.*

*Sa buwang ito, ang mga Shopping Malls sa buong Kuwait ay mas lalong dinaragsa ng mga tao. Binata't dalagang mga tin-edyer ay walang tigil sa pamimili ng mga bagong dapit at mga kasuotan. Karamihan sa mga department stores ay may bagsak-presyo. Naging kaugalian na ng mga Arabong Kuwaiti ang magpalit ng halos lahat ng kanilang mga kagamitang pambahay bago sumapit ang Eid. At kahit mainit ang gabi sa kasalukuyang Ramadan, ang mga parke ay mas lalong nabubuhay pagsapit ng dilim. Ang mga kabataan, ay madalas na inaabot ng madaling araw sa kanilang pamamasyal. Kahit ang serbisyo ng mga pampasaherong sasakyan ay tuloy-tuloy hanggang ala-una ng madaling araw.*

*Pagkatapos ng dasal sa gabi, may mga pagdarasal ng Taraweyah na isinasagawa sa mga Masjid. At sa huling sampung gabi ng Ramadhan, libo-libong mga manananpalataya ang handang magsakripisyo upang makadalo sa mga pagdarasal sa "Lailatul Qadir" na ginaganap sa mga piling mosque sa buong Kuwait, partikular na sa Kuwait Grand Mosque. Ito ay ginaganap sa madaling araw. Paglipas ng huling araw ng Ramadan, ipinagdiriwang ang 'Eid al-Fitr upang gunitain ang katapusan ng pag-aayuno. Nagsama-sama ang mga Kuwaiti sa pagdarasal, pagkain, at modestong pagpapalitan ng regalo lalung-lalo na sa mga bata.* *(uaya)*





# Pangkarunungang Pagsusulit sa Buwan ng Ramadan 2010 ng KPCCenter

*PANGALAN NG KALAHOK:* ____________________________________________
*CONTACT NOS.* ____________________________________________
*CIVIL ID NO.* ____________________________________________
*ADDRESS:* ____________________________________________

*Mga Kondisyon ng Quiz:*
*Ang Quiz na ito ay para sa mga Filipino dito lamang sa Kuwait, babae man o lalaki. Isang lahok lamang sa bawat isang pangalan. Ang lahat ng lahok na isusumite na may 25 na wastong sagot ay makakasama sa raffle. Isumite ang form na ito na may sagot na, sa tanggapan ng KPCCenter Farwaniya, or i-text ang inyong mga sagot (ex. 1a,2b,3c) sa 55539031 o sa email: pagusapan@gmail.com kasama ang kompletong pangalan ng kalahok, telephone number, civil ID number at address sa Kuwait. Ang mga mananalo ay aming tatawagan sa kani-kanilang mga telephone numbers, at ilalabas sa Kuwait Times Filipino Panorama. Ang Deadline sa pagsusumite ng inyong lahok ay sa ika-30 ng September 2010.*

*Bilogan ang Titik sa Tamang Sagot:*

**1. Ang Ramadan ay pang-ilang buwan sa Hijra Calendar?**
*a.8 b.7 c.9 d.10*

**2. Ang pag-aayuno ay pang-ilang haligi ng Islam?**
*a.5 b.6 c.4 d.10*

**3. Ano ang tamang pagbatayan sa pag-uumpisa at pagtatapos ng Pag-aayuno sa Ramadan.**
*a. Calendar*
*b. Araw*
*c. Bituin*
*d. Buwan*

**4. Kabilang sa mga nakakasira sa pag-aayuno sa araw ng Ramadan.**
*a. pagtulog*
*b. pag-inom na nakalimutan*
*c. pagbasa ng Qura'n*
*d. pakiki-pagtalik*

**5. Anong Eid ang ipinag-diriwang ng mga Muslim pagkatapos ng Ramadan?**
*a. Eid ul-Adha b. Eid dul-Fitr*
*c. Eid Dul-Milad d. Eid ar-Ramadan*

**6. Kanino ipinahayag ang Banal na Qur'an?**
*a. Hesus b. Moises c. Abraham d. Muhammad*

**7. Si Propeta Muhammad ay isinugo sa mga_____?**
*a. Muslim lamang b. sa mga Arabo*
*c. sa mga taga Makkah d. buong sangkatauhan*

**8. Ang pagbuhay ng isang patay ay isang himalang ibinigay ng Allah kay Propetang _____?**
*a. Mohammad b. Abraham c. Hesus d. Moises*

**9. Ang pag-aaral tungkol sa halaman at hayop ay tinatawag na?**
*a. Physics b.Biology c.Chemistry*
*d. Science and Technology*

**10. Alin ang pinaka-malapit sa araw?**
*a. Mars b. Jupiter c. Venus d. Pluto*

**11. Ano ang capital ng bansang Kuwait?**
*a. Salmiya b. Fahaheel c. Kuwait d. Farwaniya*

**12. Aling shopping mall ang pinakamalaki dito sa Kuwait?**
*a. Lulu Hypermarket*
*b. 360 degrees Shopping Mall*
*c. The venues*
*d. Marina Mall*

**13. Saan matatagpuan ang isa sa palasyo ng Amir ng Kuwait?**
*a. Bayan b. Khaitan c. Farwaniya d. Salmiya*

**14. Saan matatagpuan ang pinaka-malaking Mosque dito sa Kuwait?**
*a. Fahaheel*
*b. Salmiya*
*c. Jahrah*
*d. Sharq*

**15. Saan matatagpuan ang Embahada ng Pilipinas dito sa Kuwait?**
*a. Hawally b. Salmiya c. Jabriya d. Kuwait City*

**16. Saan lugar sa Kuwait matatagpuan ang KPCCenter?**
*a. Fahaheel b. Amgara c. Salmiyah d.Farwaniya*

**17. Ilang taon na ang Kuwait Philippine Cultural Center?**
*a. isa b. dalawa c. tatlo d. apat*

**18. Ano ang pinaka hangarin ng Kuwait Philippine Cultural Center?**
*a. upang magyaman b. upang magsikainan*
*c. upang tayo'y ay magtawanan d. upang tayo'y magkilalanan*

**19. Sino ang nag-design ng logo ng Kuwait Philippine Cultural Center?**
*a. Ahmad Yusop b. isang designing company sa Kuwait*
*c. Abdullah Tabing d. Abdullah Callo*

**20. Ano ang kompletong pangalan ng kasalukuyang presidente ng Pilipinas?**
*a. Benigno Simeon Cojuangco Aquino III*
*b. Benigno Simeon "Ninoy" Aquino, Jr.*

**21. Ano ang buwanang magazine ng KPCCenter?**
*a. The Filipino Magazine*
*b. Pag-usapan Po Natin!*
*c. Filipino Panorama*
*d. Al-Waseet Filipino Magazine*

**22. Ano ang sumisimbulo sa 3 bituin na makikita sa** *watawat ng Pilipinas?*
*a. Manila, Cebu, Davao*
*b. Batanggas, Cavite, Bataan*
*c. Luzon,Visayas, Mindanao*
*d. Marawi, Cotabato, Zamboangga*

**23. Sino ang "Ama ng Wikang Pilipino"**
*a. Jose Rizal*
*b. Andres Bonifacio*
*c. Manuel L. Quezon*
*d. Apolinario Mabini*

**24. Saan matatagpuan sa Pilipinas ang Chocolate Hills?**
*a. Davao b. Cebu c. Bohol d. Manila*

**25. Anong bundok ang pinaka-mataas sa Pilipinas?**
*a. Mayon b. Apo c. Pinatubo d. Makiling*

**26. Ano ang pambansang bulaklak ng Pilipinas?**
*a. Sampagita b. Rosas c. Ilang-ilang*
*d. Gumamela*

**27. Ano ang pambansang laro ng Pilipinas?**
*a. Basketball b. Sipa c. Tumbang Preso*
*d. Karera ng Kalabaw*

**28. Ano ang pambansang ibon ng Pilipinas?**
*a. Maya b. Agila c. Kalapati*
*d. Batu-bato*

**29. Aling buwan ipinag-diriwang ang kalayaan ng Pilipinas?**
*a. July12*
*b. August 12*
*c. June 12*
*d. May 12*

**30. Sino ang bagong Ambassador ng Pilipinas sa bansang Kuwait?**
*a. Ambassador Shulan O. Primavera*
*b. Ambassador Ricardo M. Endaya*

***1st Price: Round-trip ticket to Philippines***

***2nd Price: One-way ticket to Philippines***

***3rd Price: Nokia N-Series Mobile***

***10 Consolation Prices: Home Appliances***





# Ang Pag-aayuno

*Isa sa pinakamagandang katangian ng isang tao ay ang marunong magtiis lalo na sa panahon ng pagdarahop at kahirapan. May mga pagkakataon sa buhay na tayo ay nakararanas ng pagkagutom at pagkauhaw lalo na sa panahon ng paglalakbay, kaguluhan at kalamidad. Ang pag-aayuno ay siyang kasagutan upang ang ating katawan ay masanay at laging nakahanda sa ganitong mga pagkakataon.*

*Kapag ang tao ay nasanay sa pag-aayuno, ang pagkauhaw, pagkagutom, at maging ang kanyang pagnanasa sa tawag ng kamunduhan ay kanyang mapagtiisan. Dahil dito, ang tao ay nagiging matibay at matatag sa pag-iwas sa paggawa ng kasalanan. Kung ang isang tao ay hindi marunong magtiis, wala siyang takot na magnakaw kung siya ay nangangailangan at maging sa tawag ng pagnanasa sa kamunduhan, kung siya ay walang pagtitiis, madali siyang maigugupo ng tukso. Kaya ang pag-aayuno ay itinakda ng ating Panginoon upang tayo ay magkaroon ng pagpipigil sa sarili.*

*Ito ay isang nakatagong uri ng pagsamba. Ang lahat ay isinasagawa na may panlabas na galaw ng tao. Ang Pag-aayuno ay hindi kailanman nakikita o malalaman ng sinuman maliban sa Panginoon. Ang Panginoon lamang ang tanging nakababatid kung ang isang tao ay tunay ngang nag-aayuno. Ang tao ay maaaring kumain na nakatago at ang buong mundo ay nag-aakala na siya ay tunay ngang nag-aayuno Ang pag-aayuno ay pinag-utos ng Diyos at ito ay itinakdang tungkulin sa lahat ng sambayanang nananampalataya. Ito ay ganap na pagpigil sa pagkain, pag-inom, paninigarilyo, pakikipagtalik, pakikipag-away, paggawa ng kasamaan, at pag-iwas sa mga walang saysay na usapan at mga kalaswaan. Ito ay itinakdang tungkulin sa isang matino, malusog at nasa tamang gulang na Muslim.* (uaya)







# Bisaya
# Kagay-an sa mga Bulawan

*Ni Sister Sarah Mailyn Rodriguez*

*Ang Cagayan de Oro maoy usa ka sentro sa patigayon ug pag-alagad, ug ang sentro sa urbanidad sa Metro Cagayan de Oro. Gimatangmatang isip unang klase nga dakbayan ug gihimo isip sentro sa rehiyon alang sa Amihanang Mindanao. Minubo isip CdO, CdOC, CdeO, o Cag. de Oro, nahimutang kini sa baybayan sa norte nga bahin ug atubangan sa Look sa Macalajar. Didto sa habagatang bahin, ang kadaghanan mao ang mga bungtod, pampang, ug ang kabukiran gikan sa lalawigan sa Bukidnon. Daghan ug pangalan ang dakbayan. Kini gi tawag nga "Agihanan sa Amihang Mindanao" tungod sa lugar ug maayong pasilidad alang sa salakayan, "Dakbayan sa Whitewater Rafting ug River Trekking" tungod sa mga agi sa river rafting sa tibuok tuig. Pero labaw sa tanan, ang pagka abi-abi ug pagka maayo sa mga tao nga nailhan dakbayan nga "Dakbayan sa Bulawanong Panaghigala-ay". Ang ginamhan nga selyo napatik ang pulongan.*

*Sa iyang kaagi, ang Dakbayan sa Cagayan de Oro nakasinati ug mga panagsangka sa ika-20 nga ka siglo. Ang pagsulong sa mga Amerikano sa tuig 1990, Gubat sa Pilipinas ug Amerikano, ug Ikaduhang Gubat Kalibotanon, nagausab ang palibot sa Cagayan de Oro. Ang bug-at nga pamomba sa Ikaduhang Gubat Kalibotanon nalumpag ang lungsod. Tungod niini, naguba ang karaang St. Augustine Metropolitan Cathedral nga gigama pa sa tuig 1845, nawagtang na ang ulahing kabilin sa Katsila sa dakbayan.*

*Adunay ubang lugar sa Pilipinas nga gibansag ug "Cagayan". Kinahanglan makabalo nga unsa ang Cagayan de Oro sa lalawigan sa Cagayan didto sa Luzon, ug Mga Pulo sa Cagayan didto sa Dagat sa Sulu. Ang pangalan "Cagayan" giagi balik sa pag-abot sa mga prayleng Rekolektos sa tuig 1622, ang lugar didto sa Himolongan gitawag na isip cagayan. Matud pa sa dokumento sa mga Katsila sa dekada 1500, giduso ang lugar isip cagayan. Ang lugar sa Amihanang Mindanao, apil ang Cagayan, gihatagan ug ecomienda alang kang Juan Griego sa ika-25 sa Enero, 1571. Ang mga maniniksik sa mga pinulungan giagi ang etimolohiya sa ngalan nga "Cagayan" nga gikan sa pinulungang Proto-Philippine, ang ugat sa kasagarang mga pinulungang Pilipinhon. Sa kining pinulungan nga Minalayo-Pinolinesyano, ang pulong nga tubig isip "Ag". Ang pulong "agus" nagpasabot ang agas sa tubig, sa ato pa ang pulong "agusan" nagpasabot ang lugar adunay agas sa tubig. Sa samang pinulungan, ang "kagay" nagpasabot ang suba ug ang "kagay-an" nagpasabot ang lugar adunay suba. Mao ang ugat nga pagalan sa Cagayan de Oro, gikuha sa usa ka dako nga suba nag-agi sa dakbayan. Gikuha sa nawala ug karaang tingog nga nausab padulong Kagayan, Karayan, Kalayan ug uban pa. Ang mga lahi-lahing pinulungan nagpasabot tanan isip suba. Si Kanhing Kongresista ug Bise-Presidente sa Pilipinas nga si Emmanuel Pelaez gipakapin ug "de Oro" sa Cagayan tungod pag-ilhan mga kalihukan bahin sa pagmina sa bulawan sa ilang lugar.* (Wikipedia)

# Alta Presyon - ang Hilum nga Mamumuno

*Ang alta presyon o hayblad (HTN o HPN) mao ang sitwasyon sa pagtaas sa presyon sa dugo nga makamugnag dakong kadaot sa lawas ug mahimong mosangpot sa dihadihang kamatayon. Ang alta presyon nabahin sa duha, ang esensyal (o panguna) ug segunda. Ang esensyal nga alta presyon mipasabot nga walay nakit-an nga ginikanang sakit sa pag-esplikar sa kondisyon sa pasyente. Ang segunda nga alta presyon mipasabot nga ang alta presyon resulta sa (isip segunda) usa pa ka kondisyon nga medikal, sama sa sakit sa kidney, o mga tumor. Ang permanenteng alta presyon puyde moresulta sa estrok, atake sa kasingkasing, sakit sa kidney, ubp. Bisan kon gamay lang ang pagtaas sa presyon (o presyur), moresulta kini sa pagmubo sa kinabuhi. Kon grabe ang hitas-on sa presyon (50% o mas dako pa sa normal nga presyon sa kaugatan), puyde kini ikamatay sa tawo sa dayon.*

*Ang alta presyon mao ang kondisyon diin ang sistoliko nga presyon sa dugo moabot sa 140 mmHg o mas dako, ug/o ang diyastoliko nga presyon moabot sa 90 mmHg o mas dako. Normal ang presyon sa dugo kon kini mas mubo sa 120/80.*

*Ang alta presyon giila nga usa ka hilom nga mamumuno. Ang tawo nga dunay alta presyon kasagaran walay mabatyagan nga mga sintoma. Mahimong maigo niini ang si bisan kinsa nga dili niya mahibaw-an.*

*Mahimong maigo ang si bisan kinsa: bata man o tigulang, dato man o pobre, nakaeskuyla man o wala. Mahimong dili kini maghatag og pasidaan usa mokutlo og kinabuhi. Mahimong mosangko kini sa lainlaing kahimtang: estrok (atake sa utok), atake de corazon (atake sa kasingkasing) pagkahapo, pagpalyar sa bato (amimislon), pagkabuta ug daghan pa. Hinuon, mahimo kining mapugngan pinaagi sa igong pagpakabana.*

*Ang alta presyon mahimong mobiktima kang bisan kinsa. Dunay mga tawo nga mas taas ang posibilidad nga maapektohan niini. Ang demograpiya, mga kinaiya ug bisyo, ug ang mga miaging sakit o problema sa lawas mahimong tan-awon kon ang usa ka tawo naa sa peligro sa alta presyon.*

*(uaya)*

# BISAYANG JOKES (uaya)

*Usa ka adlaw ni appear si Satanas sa Park, naglakaw lakaw. Nakit-an sya sa isa ka pastor nga ga sangyaw sa Maayong Balita.*
*PASTOR: (pa singgit) Sa gahum sa akong pagtuo sa Diyos, layas Satanas!*
*SATANAS: (ni ngisi) Charrr, murag siya gyud ang tag iya sa Park!*

*TITSER: Pedro, 1+3?*
*PEDRO: 4 mam!*
*TITSER: Very good! ikaw juan 33x61?*
*JUAN: Mao na ni, kun lisud na gani ako dayon ang pangutan-on. Pabor2x. Abseni nalang ko oi!*

*TITSER: Kinsay gusto muadto sa langit?*
*(Tanan nitaas sa kamot, si Pedro wala)*
*TITSER: Ngano di man ka Pedro?*
*PEDRO: Mam, ingon si Mama paulion kog sayo!*

*LALAKI: Dong, mabaw ning suba?*
*BATA: Oo nong!*
*LALAKI: (nilukso sa suba) Tabang! Kalalum, ingon ka dong mabaw!*
*BATA: Mabaw nong, nitabok gani mga itik ganina!*

*May tiki nahulog gikan sa kisame.*
*GENIUS: Oh, reptila scincidae..*
*KIKAY: Ewwww lizard!*
*ASTIG: Yawa, tiki..*
*IGAT: Shocks, butiks…*
*DATU: Yuck, Lacoste!*
*POBRE: Uy, Sud-an!*

# BASA A MORO



*Inisulat ni Ust.Marouf Baraguir Ali*
*Da'iyah & Social Researcher*
*Asst. Executive Director, Men Section, KPCCenter*



*Ni Ust. Wahibie Tamama*
*Da'iyah & Cultural Field Worker, KPCCenter*
*E-mail: alwahibi@alnajat.com.kw*

*SO HADIS A IKASAPULO ENDO TRU :*

*13 – nakabpon kani ama ni Hamza a si Anas a wata ni Malik a naliliniyan sekanin nu Allah a panunugon nu rasoolollah a nanget salkanin su limu nando sagyahatra , ebpon kanu nabi Muhammad a nanget salkanin su limo nando sagyahatra pidtalo nin : ( dili masampurna su paritiaya nu isa salkanu taman sa dinin ikalimu su lusodin sa tiyan mana su kapegkalimu nin kanu ginawa nin )*

*Napanudtol ni AlBukharie endo si Muslim*

*SO MGA PANGAGI NANDO SO BALAGUNA A NAKUA KANU NAN A HADIS :*

*1. So kasampurna nu kaparitiya sa Allah na su kakalimu nu taw kanu lusod nin sa tiyan sa islam sa mana bon kakalimu nin kanu ginawa nin .*

*2. Wagib kanu taw a muslim I kalilini nin kanu isik a muslim nin .*

*3. So kadsanggila kanu pidtalo a kadengki , sabap sa kaawa nin su pidtalo a kagkakalimuway .*

بسم الله الرحمن الرحيم

*Niya so Sumpat o Mga Bitiyala tano kano naipos a niya a ulan ulan ' so mga suled tano kano islam yanin ma'na so mga bai tano yaden pinaka mapia kanilan na KAPANGINGIZA , pantag ko agama islam, labi labi den so mga suled ami mga babae a siya pamengalbek sa walay dino plipatani so parangay a mapia endo so adat btad o mga tao siya ko peng galbekan enka' kailangan aden sabut enka ron endo tigker a mabager' sarta na katawan enka i ulawla o tao a dadseg rka labi labi den so i salakaw a lahi salakaw i bangsa nin,yaden pinaka mapia kano skitano a mga moro na apia endaw tano makatakna odi na makasangol na tatangiten tano so parangay a mpia, a namba i natagak o sinugo o Allah Taala… Mana so Mohammad (saw)*
*Bali sumpatan tano bo so niya a bitiyala sa mawma niya a Ulan Ulan insa Allah"*
*MAPIA SO BITIYARA TANO KANO NAIPOS ANIYA ULAN ULAN,PANTAG KANO KAWAGIB U MANISA" YABON MAPIA NA MALO TANO BON EMBABALINGANAN I KABATIA TANO LON" PARA TAKNA SA MAPIA SO ELMO O ALLAHO TAALA'KNA YABO KAPAG ELMO I MANGAY PAN SA MADRASAH, ATAW KA LUMIYO PAN SA INGED, SIYA SA UKIT A KAPA KIKINEG NA LALAN A KASAGEB KANO ELMO, ENDO PINAKA MALANGKAS SIYA SA UKIT A KATUNTAY, MANGAGAN ABNAR I KA SAVE O KATAW,PIDTARO O ALLAHO TAALA SIYA KANO ULIPENINA MUSA NANGET SO SAGUIYAHATRA RKANIN, SIYA MATUN I AYATANIN SA SURATO TAHA 13, YANIN MA'NA TIGO ALLAHO TAALA KANI ULIPENIN A MUSA(*وأنااخترتك*) :* قال الله تعالى فاستمع لما يوحى *saki na pinili ko ska, na pakikineg ka sa mapia ,yanin ma'na,,,ya kasasabutan tano san na amayka dili makikineg so tao sa mapia na di maka iring sa tidto tidto, endo di kataw, yaden mpia sa tao na magapas den"endo manunuriman den" labi labi den siya kano elmo o ALLAH, ka endo skanin tagumpay siya sa dunya labi den so ro sa A'kierat.*

## SARI-SARING KAALAMAN:

# Mabagal ba ang iyong computer?

*Karamihan sa atin, may sarili nang computer sa bahay, gawa na rin siguro sa ating pangangailangan gaya na din ng cellpone. Dahil tayong mga pinoy, ayaw nating mawala ang matibay na pundasyon ng ating mga pamilya at hindi natin hinahayaang mawala ang tamis ng samahan sa ating mga kaibigan at iba pang mga mahal sa buhay sa pamamagitan ng regular na komunikasyon. Ngunit kung minsan, bitin ang usapan dahil nagha-hang ang ating PC o 'di naman kaya e sobrang bagal. Bitin na kung minsan ang masayang kwentuhan at bonding moments sa ating home-sweet-home. Ang tendency natin, humagilap ng isang IT expert para maayos or mapabilis ang PC. Kung nagkataon na mapagsmantala ang na-hire mo, tiyak titiba-tibain ka sa singil kung mapagtanto nilang wala ka talagang kamuang-muang sa computers. Kaya naman minarapat naming ibahagi ang ilang tips para maintindihan natin kung bakit bumabagal ang ating mga PC. Narito ang ilan sa mga dahilan at paraan upang magawan natin ng agarang "first aid" at kung sakaling umubra ay makakatipid na tayo sa oras at kaperahan sa pag-hire ng IT expert, bawas pa sa stress at sakit sa ulo.*

*Mahalagang paalala: kung may mga terminolohiya kayong di maintindihan, i-search niyo na lang sa internet at siento porsientong makakakuha kayo ng sagot at paliwanag kung ano ang ibig sabihin ng mga iyon.*

*Maaring ang PC mo ay nuknukan na ng bagal magbukas ng windows dahil sa:*

*Computer Viruses. Ang computer virus program ay software na pwedeng maikalat sa mga computers at maari itong makasagabal sa maayos na performance ng iyong PC. Ito ay maaring galling sa isang infected e-mail o kaya naman ay instant message, software na iyong di-nownload, o kaya naman ay simpleng pagbisita mo sa isang website na infected ng virus. Pinapahina nito ang systema ng iyong PC kaya bumabagal. Pwede rin nitong mabura ang ilan sa mga importanteng data na naka-save sa iyong PC o maaari din nitong sirain ang buong hard drive ng PC mo. Kaya't kinakailangan ang regular na pag-update ng iyong anti-virus program. Pumili ng anti-virus program na hindi kokonsumo ng malaking bahagi ng memory ng iyong PC. Makakahanap ka sa internet nito o kaya ay magtanong sa IT personnel para sa mga options.*

*Spyware. Ito ay software na nai-install sa iyong computer at kinukuha ang mga data at impormasyon tungkol sa iyo habang gamit mo ang computer. Kalimitan hindi ito madaling ma-detect kaya 'di agad nalalaman na nasa PC na pala ito. Nakukuha rin ito sa pamamagitan ng pag-browse sa mga websites gamit ang isa pang software. Kaya kalimitan nagyayari ito nang hindi mo namamalayan. Ang kagandahan, may mga spyware program detectors na din. At karamihan sa mga ito ay libreng makukuha sa internet. Isang halimbawa ay ang Spyware Doctor. Mas makabubuting i-research muna ang mga pangalan ng spyware detector program bago gamitin.*

*Registry Errors. May malaking database o "listaan" na kumakalap ng maraming klase ng impormasyon na nagpapagana sa iyong PC, ito ay tinatawag na Registry. Lahat ng configuration settings, ibig sabihin lahat ng tungkol sa iyong PC ay nakalahad doon. Patuloy na iyon na nababago habang gamit mo ang iyong PC, tuwing mayroong nadadagdag o nababawas sa lahat ng mga bagay na nasa PC. Kapag ito ay nasira, nagbubunga ito ng hindi magandang performance ng PC.*

*Temporary Files. Ano man ang ginagawa mo gamit ang iyong PC, gaya ng pag-check ng e-mail, pagbukas sa mga website, lahat ng ito ay maaaring mai-save lahat sa iyong computer. Ang mga cookies o mga impormasyong kusang inilalagay ng Web site sa iyong PC upang maalala ang ilang impormasyon tungkol sa iyo sa susunod na paggamit mo sa site na minsan mo nang na-browse o napuntahan. Ito ay naise-save sa iyong PC ng kusa kasama ng iyong browsing history at iba pang klase ng temporary files. Madali itong dumadami at kinukuha ang malaking bahagi ng disk space ng PC na siya naming nagpapabagal. Kailangan itong burahin ng palagian. Mag-right-click sa "Internet Explorer" sa iyong Desktop, at piliin ang "Properties", at pagkatapos ay i-click ang "Delete Cookies"*

*Nakakadagdag din sa nakokonsumong space sa PC ang mga softwares na masyadong malaki ang size. I-check ang iyong PC kung may mga applications na hindi naman nagagamit at burahin na lamang ito. Magpunta sa "My Computer", piliin ang "Control Panel" at hanapin ang "Add/Remove Programs".*

*(Abangan ang iba pang mga tips kung papano mapangalagaan ang inyong mga PC at Laptop. Ang bahaging ito ay hatid sa inyo ng CITC Computer Information Technology Centre, ang unang Filipinong akademiya ng computer sa Kuwait.)*

# Maasim na Pagtanggap sa Pagkaing Pinoy

*ni Reyner M. Adonay*

*Kilala ang Pilipinas bilang mga hospitable na mamamayan. Kilala rin tayo sa husay sa pag-perform at pagbibigay-kasiyahan sa mga tao. Kilala tayo sa buong mundo bilang mga mamamayan ng walang-kasawaan at walang katapusang SMS (text message). Kilala tayo bilang mga domestic helpers, nurses, katulong, at factory workers.*

*Pero kung paasiman sa pagkain ang pag-uusapan, hindi tayo masyadong nabibigyang-pansin. Saan ka nakakita ng mga international at foreign-class restaurants na ang ino-offer ay adobo, bagoong, kilawin, at atsara? Marahil sa iilang kainan oo, pero ayon na rin kay Sara Dickerman, isang American restaurant cook, sa America daw, hindi masyadong kilala ang mga pagkaing Pilipino, maliban na lang doon sa mga Filipino communities.*

*Sa pagbisita ko sa iba't ibang lugar sa Internet nakita ko ang article na pinamagatang A World of Sours ni Dickerman sa chow.com. Tungkol ito sa isang cookbook titled Memories of Philippine Kitchens ng mag-asawang Pinoy na sina Romy Dorotan at Amy Besa, na siya ring may-ari ng Cendrillon Restaurant sa New York. Isinaysay ni Dickerman ang pagkaing Pinoy bilang isang pagkaing masarap lutuin sa bahay at pagkaing mas pinalasa ng ilang dekada at daan-taong pananakop ng dayuhan, kabilang na ang US. Mula sa lasa, paraan ng pagluluto, mga sangkap na*









*ginagamit, at ilang mga pandagdag sa lasa ay buhat ng impluwensya ng mga Spanish, Japanese, Chinese, at Americans. Isinama rin ng author ang mga sikat na pagkain kada rehiyon. Halimbawa na lang, sa Ilocos, ay popular ang bagoong minamon na hinahalo sa pinakbet. Nandun din ang description ng itlog na pula na kapares ay kamatis, ang sarili nating version ng longganisa, sausage, at recipe ni Dorotan about sa isdang tinatawag na Pompano.*

*Sa libro nina Dorotan at Besa nalaman ni Dickerman na hindi lamang nagbibigay ng description ang mag-asawang cook kung pano ihanda ang pagkain, o kung paano ito lutuin. Binibisita rin nila ang mga lugar sa Pilipinas tungkol sa kung paano ang paraan nila ng pagluluto. Anila, bawat region daw ay may kanya-kanyang masterpieces - pasarapan sa pagluluto ang labanan! May mga sariling version ang bawat regions ng mga panibagong pagkain, pero may mga nag-i-stand-out pa rin! Ilan pang mga pagkaing Pinoy na tinalakay sa libro ay adobo, lumpiang shanghai, pansit (noodles), bibingka, at lechong baboy. Isinulat pa nga ng mag-asawa na pwedeng maging national dish ng Pilipinas ang "adobo" dahil alam ng maraming Pinoy ang pagluto nito, bukod pa'y ang masarap na paghahanda at kanya-kanyang pagpapasarap pa sa lutuing ito.*

*Gayunpaman, hindi raw lahat ng pagkaing Pinoy ay bagay ng magkaroon ng "version" nito sa ibang bansa. Ang original, the best pa rin! Marahil hindi maaaring alisin yung "uniqueness" ng mga pagkaing*

PINOY RECIPE

Ni Sis. Um Ismael

Pinoy. Mahirap daw ilarawan kung paano ihanda at lutuin ang mga sangkap na gagamitin sa isang putaheng Pinoy. Kasi, tanging mga Pilipino lang ang nakakaalam kung paano. Pumunta ka muna sa Pilipinas at maging isa ka munang Pilipino bago mo matikman ang tunay na sarap ng adobo, kare-kare, mechado, pansit bihon, batchoy, tinola, arroz caldo, lumpia, lechon, pusit, tinapa, bangus, danggit, longganisa, dinuguan, puto, bibingka, chicharon, sinigang, bagoong, chiffon cake, leche flan, cheese cakes, barbecue, sauces, soups, at marami pang ibang katakam-takam na Pinoy dishes!

Iba-iba man ang lasa at paraan ng pagtanggap ng ibang bayan sa pagkaing Pilipino, hindi pa rin naman mawawala ang pagkaing nagbubuklod sa bawat pamilyang Pilipino sa hapag-kainan. Lalo na kapag masarap ang ulam na specialty ni nanay, siyempre sabay-sabay kakain ang pamilya! Sasamahan pa minsan ng desert at refreshers! Kaya hindi man makilala sa ibang lugar ang pagkaing sariling atin, at least ito naman ang simbolo ng ating pagiging Pilipino. Nando'n pa rin yung mga ngiti sa labi at kilig na nararamdaman tuwing kumakain ng maasim na sinigang, humihigop ng mainit ang malinamnam na arroz caldo, at tsumitsibog ng paboritong kare-kare with special bagoong. (reynthology.blogspot.com)

# Tortilyang Kabute

## Mga Sangkap:

4 itlog
katiting na asin
katiting na pamintang itim
katiting na cardamon
katiting na kalabo
mantikilya

## Panlaman (Panrelyeno)

hinihiwa-hiwang kabute
1/4 sibuyas (hiniwang manipis na pahaba)
katiting na tinadtad na kulantro
pamintang itim

## Paraan ng pagluluto:

1. Tunawin ang mantikilya sa palayok sa mahinang apoy.
2. Batilin ang itlog. Ihalo ang asin at mga rekado. Ilagay sa palayok at hayaang maluto sa mahinang apoy.
3. Wisikan ang ibabaw ng mainit na mantikilya hanggang tumigas ang tortolya.
4. Kapag ang ilalim ay tumigas, ilagay ang panlaman pagkatapos haluin ang mga sangkap, sa kalahati ng pabilag. Ilayo sa mga gilid.
5. Ingatang tuklipin ang isang kalahati para takpan ang kalahati na mayroon ng panlaman. Diinan ang mga gilid para magsara. Alisin sa palayok at isilbing mainit.

* Puwede mo ring lagyan ang ibabaw ng tortilya ng kinudkud na keso.

# MAGTAWANAN TAYO

(Kung natawa ka na noon, tawa na ulit ngayon…)



Ni Issa Mohammad Tragua
http://jokesko.blogspot.com
e-mail: jorgetragua@yahoo.com

*MISTER: (SHOUTING!) Honey, mag-empake ka na, nanalo ako sa lotto.*
*MISIS: Wow! Anong dadalhin ko?*
*MISTER: Wala akong pakialam, basta lumayas ka na!*
*[Kaya pala mahilig tumaya ang tatay ko sa lotto! From: ren]*

*MISTER: Kung hindi sa pera ko hindi ka makakatira sa ganitong kalaking bahay!*
*MISIS: Hoy, kung di rin dahil sa pera mo wala rin ako rito!*
*[Ang pera, bow! From: anonymous]*

*ANAK: 'Tay, anong pagkakaiba ng Supper at Dinner?*
*ITAY: Anak, pagkumain tayo sa labas, Dinner 'yun. Pag dito tayo kakain ng luto ng Mommy mo, Suffer yon!!*
*[Wala lang kasi si kumander! From: ne]*

*Pasyente: Okey ba ang services sa ospital na ito?*
*Doktor: Oo naman. Sigurado 'yon.*
*Pasyente: Paano kung hindi ako satisfied?*
*Doktor: Ibabalik namin ang sakit mo*
*[sender: Dia Echavez Jamboy]*

*MATRONA: Sa palagay mo, mahal, ilang taon na ako?*
*BINATA : Kung titignan ka ng naka sideview, 18 ka lang; kung nakatalikod naman 16 lang; kung sa tangkad, 14 ka lang. Bale pagnakaharap ka ang total ay 48, sweetheart.*
*[hehe, pinadama lang! From: meg]*

*Mister: "Ako ay malapit nang mamatay. Ipagtapat mo na sa akin kung sino ang ama ng bunso natin dahil siya lang ang pangit sa siyam nating mga anak."*
*Misis: "Huwag ka galit siya lang tunay mo anak!"*
*[patay kang bata ka! From: Bing]*

*GIRL 1 : Halata na tiyan mo, bakit di pa kayo magpakasal ng BF mo?*
*GIRL 2 : Ayaw ng pamilya niya eh!*
*GIRL 1 : Sino may ayaw, tatay o nanay niya ?*
*GIRL 2 : yung misis niya!*
*[sender: Dia Echavez Jamboy]*

# Mahalagang Mga Numero sa Telepono

*EMERGENCY: 112, 1844777*
*CIVIL ID INFO: 1889988*
*FIRE BRIGADE: 100, 105*
*TRAFFIC VIOLATIONS: 198*
*AMBULANCE:*
*Central 24722000; Emergency 24765616; Adan 23940660, 23941455; Amiri 22422366; Dai'ya 22510854; Dasman 22419785; Fahaheel 23919089; Faiha'a 22553779; Farwaniya 24883000, 24725149; Jahra 24575448; Mubarak Al-Kabir 25311437; Nuwaisib 23950114; Sabah 24815000; Salmiya 25739011; Shuaiba 23261927*
*HOSPITALS:*
*Amiri Casualty 22450005; Al-Sabah 24812000, 24815000; Mubarak Al-Kabir 25312700 to 9; Farwaniya 24883000, 24888000; Adan 23940600; Ibn Sina 24840300; Al-Razi 24846000; Al-Jahra 24575300; Maternity 24848067; Allergy 24849252; Blood Bank 25336538; Burns Centre 24840300; Cancer Control Centre 24849100; Chest Deseases 24838990, 24849400; Drug Control 24837245; Infectious Diseases 24870351; Islamic Medicine Centre 24849000; Military 24729911; Opthalmology 24840300; Psychiatric Centre 24843900; Sulaibikhat Orthopedic 24874240*
*PRIVATE HOSPITALS:*
*Ahmadi 23985174; Mowasat 25711533; Dar Al Shifa 22423151; Salam 22533177, 25333254; British Medical Centre 23713100; Royal Hayat Hospital 25360000, 25360536*
*PRIVATE CLINICS:*
*International Clinic 25745111; Kuwait Clinic 25739277; Maidan 22450001*
*POLICE STATIONS:*
*Abu Halifa 23717656; Ahmadi 23980304; Bayan 25387762; Dasma 22531917; Fahaheel 23912959; Hawalli 22641116; Jabriya 25315855; Jleeb Shoyoukh 24311234; Kaifan 24832839; Qadsiya 22574386; Qurain 25423772; Sabah Al Salem 25517229; Salhiya 22427157; Salmiya 25726950; Sharq 22442466; Shuwaikh 24813726; Surra 25312220; Wafra 23810412;Waha 24557902*
*IMMIGRATION DEPARTMENT:*
*Farwaniya 24341770; Hawalli 25712637, 25712635; Jahra 24555600; Ahmadi 23986761;Mubarak Al-Kabir 25415071*
*EMBASSY:*
*Phil. Embassy- Jabriya, Kuwait 25329316, 25329317, 25329318; OWWA/POLO 25346507, 25346508*
*ISLAM PRESENTATION COMMITTEE (IPC):*
*Al-Mullah Saleh Kuwait 22444117; Salwa 25637900; Sharq 22418934, 22418917; Al-Rawda 22511301, 66944422; Salmiya 25733263, 66944422; Farwaniya-Kheitan 24735626, 99285459; Al-Manggaf 23723002, 99256165; Al-Jahra 24558830, 97509063; Aware Center 25335260, 25335280; TIES Center 25231015, 25231016, 97798222*





# BROCCOLI LABAN SA CANCER

*Alam nyo ba na ang regular na pagkain ng broccoli ay makakatulong sa mga kalalakihan laban sa prostate cancer? Ito ay ayon sa report ni Michael Kahn sa Yahoo! News kamakailan. Sinasabing merong 680,000 ka mga kalalakihan sa buong mundo ang nagkakaroon ng ganitong sakit, at 220,000 ang namamatay sanhi nito. Sa pananaliksik ng mga British researchers, ang broccoli ay may taglay na compound na ang pangalan ay sulforaphane na nakakatulong sa pag-ataki laban sa cancer cell.* (uaya)

# Ang Pamanang Kuwaiti

"Nagbebenta ng Gatas"

Noong araw, ang iilan sa mga kababaihan na mayroong mga alagang baka o tupa sa tahanan ay madalas makikita sa mga palengke o sa tabing daan na nagbebenta ng gatas at mga produktong gawa sa gatas sa mababang presyo.
Ipininta ni Ayoub Hussein Al-Ayoub, isang kilalang pintor sa bansang Kuwait. Mula sa aklat na pinamagatang The Kuwaiti Heritage.

